"TANGGAPANG PANGKALAHATAN NG IGLESIA NI KRISTO
SA KAPULUANG PILIPINAS

-oOo-

"42 Broadway, New Manila, San Juan, Rizal
"Circular Blg. 19 -- Serie 1938

"Hulio 25, 1938

"SA LAHAT NG MGA KAPATID
SA LAHAT NG DAKO NG IGLESIA NI KRISTO

"MGA PINAKAIIBIG NA MGA KAPATID :

"Kayo'y tinatawagan ko sa sulat na ito at ipinababatid ko sa inyo ang mga pangyayaring hindi natin inaantay na darating. Si kapatid na Manalo, ibig na tayong lisanin at ibig niyang magpasimula ng panibago. Sa lalong tiyak nangangahulugang tayo'y ititiwalag na lahat, at siya'y magsisimulang magtalaga ng panibagong gawain. Ang dahilan nito, ang mga nagiging kaugalian ng mga Ministro sa kasalukuyan. Una, ang ginawa ng kapatid na Andres Tucker, na tutoong napakabigat sa kaniyang loob, na kahit saan madestino, ang mga pagdaraya at panglilinlang at pangungutang sa mga kapatid ay sukdulan na, na ayon sa kaniya, ang Iglesia ay nakakasangkapan sa mahalay na pamumuhay.

"Ang ipinagdaramdam niya sa mga kapatid, kahit ipinagbabawal niya ang paguutangan at pagpapautang hindi tinutupad na sa ganitong paraan nakakasangkapan ng Diablo sa ikadudungis ng Iglesia. Ikalawa, ang pagpapaumanhin ng mga Ministro sa mga tungkuling dapat yakapin ng boong sigla at pagtatalaga, at ang walang taros na paguugali sa pagsasalita sa propaganda at sa pagsamba na nakapagbibigay ng katitisuran at kababaan ng uri ng Iglesia. Ang kawalan ng buhay Espiritual at ang kawalan ng pagtatalaga sa ikasusulong upang makatugon sa hinihingi ng tungkuling hawak, na ito'y nakapagbibigay sa kaniya ng laging kabugnutan at sama ng loob, na para bagang ang pagmiministro'y isang empleo o hanapbuhay, ang nagiging pagpapalagay ayon sa anyo at "kilos na nasusumpungan sa mga Ministro, at ang kawalan ng panghahawak at pagsasandál sa mga gawa ng Dios.

"Ikatlo, ang kawalang ingat ng mga Diakono sa paghawak ng tungkulin at ang kawalang paggalang sa tungkulin at sa pananampalataya, sa paraang sila sila'y nagkakagalit hanggang sa nagpapatuloy sa pagtataniman ang sama ng loob at ang kawalan ng pagmamalasakit sa ikapananatili ng mabuting pagsasamahan ng lahat ng mga kapatid sa loob ng Iglesia.

"Ikaapat, ang madalas na pagkasira ng mga cuartang nalilikom sa pagpapagawa ng kapilla o sa pagbili ng lupa sa kamay ng mga humahawak sa iba't ibang pook, at ang kawalan ng katapatan sa paglikom ng mga salaping itinatalaga ng mga kapatid sa Dios, maging sa Hueves, maging sa kapilla, maging sa pagbili ng lupa. Walang katibayan ng halagang ipinagkaloob at walang pangalan ng nagkaloob at walang pecha ng pagkakakaloob at walang mga ulat na tiyak at maliwanag sa mga kapatid ng nalikom na salapi at pinaggugulan, na ito'y pawang nakapagpapadungis sa Iglesia. At nakapagbibigay ng pagkakasala at nakapagpapatisod sa mga kapatid.

"Ikalima, madalas na ituro sa lahat ng mga may tungkulin ang mga nararapat gawin ng alinsunod sa kalooban ng Dios at sa pagtatapat. Ito ay hindi sinusunod ng mga Ministro, ng marami sa Pangulong Diakono, at ng mga Diakono, ng mga lupong sa pagpapatayo ng kapilla o sa pagbili ng lupa, ng mga Ingat-Yaman, at gayondin ang mga kapatid na hindi nagsisitalima sa tagubilin ng Circular.

"Ang lahat ng ito, na nabanggit na sa itaas, ay siyang dinadahilan ng kapatid na Manalo sa paghiwalay sa atin. Ngunit ako at saka ang kapatid na Liloy ang pumipigil sa kaniya at kami'y nangako na aming ipababatid sa kinauukulan at hihingin namin ang kanilang mga pasiya.

"Mga kapatid na mga Ministro, mga Manggagawang sinusubok, mga Pangulong Diakono, mga Diakono, mga Ingat-Yaman, o sa inyong lahat sa buong Iglesia, hinihingi ko na gawin ninyo ang isang salaysay na kayo'y nangangako na inyong tutuparin at yayakapin at susundin ang lahat ng pamamalakad sa Iglesia, sa ikatutupad ng lahat ng kalooban ng Dios at sa ikaliligtas sa mga tiwaling pamamaraan na nabanggit sa sulat na ito. Sa madaling panahon ay inyong ipahatid sa Tanggapan natin ang inyong mga salaysay, sa ikapagkakaroon natin ng pananatili sa tawag ng Dios na ipinagkaloob sa atin. At sa wakas, basahin ninyo ang Heb. 13:17,19-22. Sa oras na basahin ninyo ang sulat na ito, basahin ninyo ang cita na ito, at ipaliliwanag ng Guro o ng Ministro na nasa inyo. Sundin ninyo ang sinasabi.

"Ang inyong kapatid kay Kristo,

(Lgd.) T. Santiago
"TEODORO SANTIAGO"